# Gabay para sa the Special Cash Payments

**JPY100,000 sa bawat tao** ang halaga ng benepisyo na ito.

**Kaunti na lamang ang impormasyon na isusulat ninyo sa aplikasyon.**

**Sino ang makakatanggap?**

Ang mga nakarekord na sa Basic Resident Record sa araw ng **Abril 27, 2020** ay maaaring makakatanggap

**Mula kailan?**

Ipapadala sa inyo ang application form sa pamamagitan ng mail sa lalong madaling panahon.Magkakaiba **depende sa munisipalidad kung mula anong petsa ang pagtanggapan.**
Mag-apply lamang kayo sa loob ng 3 buwan mula sa unang araw ng pagtanggapan.

**Paano mag-apply?**

**Ipapadala ng munisipalidad sa inyong tirahan ang application form at doon ay naunang nakaprint na ang inyong pangalan at araw ng kapanganakan.**
**Upang maiwasan ang impeksyon, mag-apply lamang kayo sa pamamagitan ng mail o sa Internet.**

| | |
|---|---|
| **Postal Application** | **Punan ang application form** tungkol sa inyong **bank account atbp., at matapos ipadala sa munisipalidad kasama ang kinakailangang mga dokumento.** |
| **Online Application** | Maaaring **mag-apply** sa **website ng "MynaPortal"** kung mayroon kayong **My Number Card.** |

- Sa **bawat household, madedeposito** ang benepisyo **sa inyong bank account** ayon sa aplikasyon.
- Kung sakaling **walang bank account** dito sa Japan, maaari ring makakapunta sa **tanggapan ng munisipalidad** upang magsumite ng kinakailangang mga dokumento, at doon kayo makakatanggap ng benepisyo.

▶**Para sa karagdagang detalye, i-check lamang ang website o basahin ang QR code na nasa ibaba**

https://kyufukin.soumu.go.jp

▶**Para sa mga katanungan**(Call Center para sa the Special Cash Payments)

**0120-260020**(toll-free o walang bayad, available araw-araw mula sa Mayo 2, 9:00-18:30)

**03-5638-5855**(available weekdays hanggang sa Mayo 1, 9:00-18:30)

# Mag-ingat kayo sa mga pangloloko!!

Mayroong ilang mga tao na nag-aalok ng "tulong," subalit layunin nila kumuha ng iyong mga mahalagang pag-aari.

Tungkol sa pagbibigay ng benepisyo na ito, HINDING HINDI isasagawa ng gobyerno o mga munisipalidad ang alinman sa ibaba:

- Pagpapa-operate ng ATM (automatic telling machine)
- Pagpapadeposito ng mga singil o charge para sa pagtanggap ng benepisyo

**Kung kayo'y nakatanggap na ng kahina-hinalang mga email, iwasan ninyo ang pagtingin ng website o mga attached file na nakalagay.**

**I-konsulta lamang ninyo kung makita ang kahina-hinalang mga bagay.**

▶Munisipalidad kung saan kayo nakatira
▶Pinakamalapit na police station
▶Espesyal na konsultasyon ng pulis: #9110

▶Consumer Hotline: 188(3 numero lamang na walang area code)

▶Consumer Hotline tungkol sa mga may kinalaman sa COVID-19 Special Fixed-Sum Payment:
0120-213-188(mula sa Mayo 1)

# FAQs

## Kung walang My Number Card, hindi ako pwedeng mag-apply sa Internet?

Hindi pwede. Kailangan ang My Number Card para sa online application. Kung wala kayong My Number Card, ipadala ninyo lamang ang mga kinakailangan sa pamamagitan ng mail.

## Nakatira ako sa ibang lugar at hindi ito nakarehistro sa residence registry dahil biktima ako ng DV (domestic violence).

Upang makatanggap ng benepisyo, sa lalong madaling panahon, kayo'y magtungo lamang sa munisipyo at ipaalam tungkol sa inyong kalagayan.
Para sa mga detalye, magtanong lamang sa tanggapan ng munisipyo.

## Kasama din ba ang mga residenteng dayuhan sa ayuda na ito?

Makakatanggap din ang mga residenteng dayuhan kung nakarehistro na sa "Basic Resident Register," hanggang sa araw ng Abril 27, 2020.
Gayundin, ang mga dayuhan na nandidito at "Short-Term Stay" ang kanilang visa, o kaya nag-ooverstay, hindi makakakuha ng benepisyo dahil wala sa "Basic Resident Register."

## Anong mga ibang dokumento ang kinakailangan bukod sa application form?

Iba't iba ang kinakailangang mga dokumento ayon sa paraan upang mag-apply. Isangguni lamang sa ibaba:

| | |
|---|---|
| **Postal Application** | **(1) Tungkol sa inyong valid ID**<br>Kopya ng My Number Card, driving license o health insurance card atbp.<br>**(2) Tungkol sa inyong bank account**<br>Kopya ng bankbook o cash card na may mga impormasyon katulad ng pangalan ng mga bangko, account number at pangalan ng account holder. Kung ang Internet banking ay ginagamit ninyo, i-print lamang ang kinakailangang mga impormasyon na nakasaad na sa itaas<br>(Hindi na kakailangan ang mga kopya na ito kung nakapangalan ng householder ang bank account at ginagamit na iyan upang magbayad ng tubig atbp.) |
| **Online Application** | **(2) Tungkol sa inyong bank account**<br>* Maaaring awtomatikong i-verify ang inyong pagkakakilanlan sa pamamagitan ng electronic signature kung mayroon kayong My Number Card. Samakatuwid ay hindi na kakailanganin ang mga dokumento na (1) na nasa itaas. |

Para sa karagdagang mga detalye

**Call Center para sa the Special Cash Payments**

**0120-260020**

**(mula sa Mayo 2)**

**03-5638-5855** **(hanggang sa Mayo 1)**

首相官邸 Prime Minister's Office of Japan

総務省 Ministry of Internal Affairs and Communications